PAHAYAGAN NG PARTIDO KOMUNISTA NG PILIPINAS
PINAPATNUBAYAN NG
MARXISMO - LENINISMO - KAISIPANG MAO TSETUNG

# ANG Bayan



Tanging Pabalita — Nobyembre 7, 1970

## INIULAT NG RADIO PEKING ANG PAHAYAG NI AMADO GUERRERO NA NAGBUBUNYI SA SOLEMNANG PAHAYAG NG TAGAPANGULONG MAO

Ang ulat ng Radio Peking ay ang sumusunod:

Si Amado Guerrero, Tagapangulo ng Komite Sentral ng Partido Komunista ng Pilipinas, ay nagpalabas ng isang pahayag na masiglang nagbubunyi sa solemnang pahayag na ipinalabas ng dakilang lider ng mga mamamayan ng Tsina, Tagapangulong Mao, noong Mayo 20: "MGA MAMAMAYAN NG BUONG DAIGDIG, MAGKAISA AT GAPIIN ANG MGA MANANALAKAY NA AMERIKANO AT LAHAT NG ALIPURIS NILA!"

Sinabi ni Amado Guerrero sa kanyang pahayag na "ang makasaysayang pahayag ng Tagapangulong Mao noong Mayo 20 ay isang tunay na repleksiyon ng bagong kasukdulan ng pandaigdigang rebolusyonaryong pakikitunggali at isang makapangyarihang pampasigla para sa mga mamamayan ng daigdig upang lalong masigla at matatag na magbunsod sila ng pakikitunggali laban sa imperyalismong Amerikano at lahat ng alipuris nito."

"Ang pangunahing tunguhin sa daigdig ngayon ay ang rebolusyon." Ito ay isang tumpak na paglalahad ng pinakadakilang Marxista-Leninista ng kasalukuyang panahon ukol sa kalagayan ng daigdig. Ipinalalagay namin na ang pagbangon ng mga mamamayan sa pagbubunsod ng rebolusyonaryong pakikitunggali ay pinakamabuting paghahanda laban sa digmaan. Ang solemnang pahayag ng Tagapangulong Mao ay nagsindi sa maalab na apoy ng mga makatarungang rebolusyonaryong pakikitunggali. Nagpapasalamat kami sa napakalaking pampasigla na ibinigay ng pahayag na ito sa mga mamamayan ng iba't ibang bayan ng daigdig na kinabibilangan ng mga mamamayan ng Pilipinas.

Pinuri ng pahayag ang mga mamamayan ng Kambodya, mga mamamayan ng Biyetnam at mga mamamayan ng Laos na nagkakaisa sa pakikibaka at bumuo ng isang di-mawawasak na prenteng lumalaban sa imperyalismong Amerikano at lahat ng alipuris nito.

Anang pahayag: Ang mga rebolusyonaryong sandatahang pakikitunggali ng mga mamamayan ng iba't ibang bayan sa Timog-Silangang Asya, ang mga pakikitunggali ng mga mamamayan ng Korea, Hapon at ng iba pang bayan sa Asya laban sa pagpapabuhay ng mga reaksiyonaryong Amerikano at Hapones sa militarismo ng Hapon, ang mga pakikitunggali ng mga mamamayan ng Palestina at iba pang mamamayang Arabe laban sa mga mananalakay na Amerikano at Israeli, ang mga pakikitunggali para sa pambansang pagpapalaya ng mga mamamayan ng Asya, Aprika at Amerika Latina at ang mga rebolusyonaryong pakikitunggali ng mga mamamayan ng iba't ibang bayan sa Hilagang Amerika, Europa at Osyaniya ay kasalukuyang mabilis na umuunlad. Ang mga rebolusyonaryong hanay ng proletaryado sa iba't ibang lugar ay lumalakas at lumalaki araw-araw. Ang pandaigdigang nagkakaisang prente ay lalong lumalawak samantalang ang mga nagmamatigas na kaaway ay lalong nabubukod.

(sa kabila)

Anang pahayag: Kasabay ng pagbubunsod ng pananalakay sa mga mamamayan sa ibang bayan, ang imperyalismong Amerikano ay nagbubunsod din ng malupit na pagsalakay sa mga mamamayang puti at itim ng Estados Unidos. Gumagamit ito ng karahasang pang-estado laban sa mga mamamayan ng Estados Unidos na tumututol sa patakarang pananalakay at patakarang pakikidigma ng Estados Unidos. Ito'y magpipilit at magpapasigla lamang sa mga mamamayan ng Estados Unidos na magbunsod ng lalong masidhing pakikitunggali para sa pagtatanggol sa kanilang sarili laban sa sumisidhing pang-aapi at pagsasamantalang ipinataw sa kanila ng malaking monopolyong burgesiya at mga pasistang kasangkapan nito.

Tumpak na tinukoy ng Tagapangulong Mao: "Hindi ang mga mamamayan ang siyang natatakot sa imperyalismong Amerikano, kundi ang imperyalismong Amerikano ang siyang natatakot sa mga mamamayan."

Tinukoy ng pahayag na ang mga mamamayan ay kasalukuyang magiting na nakikibaka para sa kanilang makatarungang usapin. Ang mga mahihina at maliliit na bayan sa kani-kanilang lupain ay lalong magiging makapangyarihan kaysa imperyalismong Amerikano. Ang mga mamamayan ng Pilipinas at ang Partido Komunista ng Pilipinas ay tumanggap ng walang hanggang pampasigla buhat sa matatag at di-mayayanig na tesis na ito ng Tagapangulong Mao:

> "Pinatutunayan ng di-mabilang na katotohanan na ang makatarungang usapin ay tumatanggap ng maraming pagkatig at ang di-makatarungang usapin ay tumatanggap lamang ng kakaunting pagkatig. Magagapi ng isang mahinang bayan ang isang makapangyarihang bayan, magagapi ng isang maliit na bayan ang isang malaking bayan. Kapag mangangahas na bumangon at makitunggali, mangangahas na humawak ng mga sandata at hahawakan ang kapalaran ng kanilang bayan, ay tiyak na magagapi ng mga mamamayan ng maliit na bayan ang pananalakay ng malaking bayan. Ito'y isang batas ng kasaysayan."

Kahit na ang mga mamamayan ng Pilipinas ay isang maliit na bansa at mahina pa sa kanilang maliit na bayan, ay magagapi nila ang mga mananalakay na Amerikano at lahat ng alipuris nila. Sa pamumuno ng Partido Komunista ng Pilipinas, ang mga Pilipino sa mga lunsod at nayon ay nagsimula nang tumindig at makikitunggali laban sa imperyalismong Amerikano hanggang sa makamit ang tagumpay. Sa pundasyon ng pag-asa sa sariling lakas, sila ay mahirap na magpupunyagi at sumusulong. Nadarama nila na ang bawat dagok na ibinigay ng mga rebolusyonaryong mamamayan ng daigdig sa imperyalismong Amerikano ay pawang pagkatig sa kanila.

Anang pahayag: Kung ang mga mamamayan ng buong daigdig ay magkakaisa at magbubunsod ng pakikitunggali ay tiyak na magagapi nila ang mga mananalakay na Amerikano at lahat ng alipuris nila. Ang imperyalismong Amerikano sa malas ay mistulang isang napakalaking halimaw ngunit sa katunayan ito ay isang tigreng papel na pinupunit na ng mga mamamayan. Ang mga mamamayan ang siyang tunay na makapangyarihan at matatag na lakas. Sa harap ng mga rebolusyonaryong mamamayan, ang imperyalismong Amerikano ay maliit at mahina.

Mga mamamayan ng buong daigdig, magkaisa at gapiin ang mga mananalakay na Amerikano at lahat ng alipuris nila!

Mabuhay ang mga mamamayan ng Indo-Tsina at ang lahat ng rebolusyonaryong mamamayan!

Mabuhay ang Tagapangulong Mao, dakilang lider ng proletaryong rebolusyong pandaigdig!

Mabuhay ang Marxismo-Leninismo-Kaisipang Mao Tsetung, ang laging nagniningning na ilaw na siyang tumatanglaw sa landas ng rebolusyon!

Oktubre 29, 1970